


# IKA-12 NG PEBRERO, SABADO I

## PAGDIRIWANG SA KARANGALAN NG MAHAL NA BIRHEN TUWING SABADO

### Panalangin sa Umaga

PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang aking mga labi.**
— At pupurihin ka ng aking bibig.

PAANYAYA SA PANALANGIN

Antipona: **Papurihan natin ang Panginoon sa paggunita natin sa karangalan ng Mahal na Birheng Maria.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak.
*(Uulitin ang Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang.
*(Uulitin ang Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan.
*(Uulitin ang Antipona)*




Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang.
*(Uulitin ang Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan."
*(Uulitin ang Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan.
Amen.
*(Uulitin ang Antipona)*

## AWIT

Purihin mo, kalul'wa, Hari ng kalangitan,
Tayo ay tinubos n'ya, hanggang sa kamatayan,
Inako ang parusa't dala'y kapatawaran,
Purihin ang ating D'yos, alay ay kaligtasan.

Dakilain mo ang D'yos, na sa 'ti'y nagpapala,
Siya ay mahinahon, kung magalit, di bigla.
Sa 'ting mga anak n'ya, ay sagana ang awa,
Purihin ang ating D'yos, tapat siya't dakila.

Kayo ring mga anghel, sambahin ang ating Diyos,
Mukha n'ya'y nasilayan, papurihan nang lubos,
Kahit araw at buwan, sa kanya ay maglingkod,
Magkaisa ang lahat, purihin ang ating Diyos!.




## MGA ANTIPONA AT SALMO

Antipona 1: **Naratnan ako ng pagbubukang-liwayway na handa para ikaw ay salubungin, O Diyos.**

**Salmo 119:145-152**
*(Dalangin upang iligtas)*

Buong pusong tumatawag itong iyong abang lingkod,
Ako'y iyong dinggin, PANGINOON, at susundin ko ang utos.
Tumatawag ako, PANGINOON, sa iyo ay dumaraing,
Iligtas mo ako ngayo't ang utos mo ang susundin.

Madilim pa, ang lingkod mo ay gising na't tumatawag,
Sa pangako mong iniwan, pag-asa ko'y nakalagak.
Hindi ako makatulog, magdamag na laging gising,
At ang aking binubulay ay ang bigay mong aralin.

Ako'y dinggin mo, O PANGINOON, ayon sa iyong pag-ibig,
Iligtas mo ang buhay ko yamang ikaw ay matuwid.
Palapit na nang palapit ang sa aki'y umuusig,
Mga taong walang galang sa utos mong isinulit.

Ngunit ikaw, PANGINOON, ay malapit sa piling ko,
Ang pangakong binitiwan mo sa akin ay totoo.
Iyang mga tuntunin mo'y matagal nang aking talos,
Ang utos na ginawa mo'y walang hanggang mga utos.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 1: **Naratnan ako ng pagbubukang-liwayway na handa para ikaw ay salubungin, O Diyos.**

Antipona 2: **Ang Panginoon ay aking lakas, at aawitan ko siya ng papuri sapagkat siya ang aking tagapagligtas.**




**Awit: Exodo 15:1-4a, 8-13, 17-18**
*(Awit ng tagumpay pagkatawid sa Dagat na Pula)*

Itong PANGINOON ay aawitan ko
Sa kanyang kinamtang Dakilang tagumpay;
Ang mga kabayo't kawal ng kaaway,
Sa pusod ng dagat, lahat natabunan.

Ako'y pinalakas niya't pinatatag,
Siya ang sa aki'y nagkupkop, nag-ingat,
Diyos ng magulang ko, aking manliligtas.

Siya'y mandirigma na walang kapantay,
PANGINOON ang kanyang pangalan.
Nang ang mga kawal ng Faraon,
Sa Dagat ng mga Tambo ay nangagsilusong,
Ang lahat ng ito ay kanyang nilunod.

Hininga mo'y parang hanging umiihip
Kayang pataasin pati na ang tubig;
Napahihinto mo ang agos ng batis,
Pati kalaliman ay natutuyo mo kung siya mong nais.

Wika ng kaaway,
"Aking tutugisin, tiyak aabutan,
Kukunin kong lahat
Ang makikita ko kahit anong bagay,
Hahati-hatiin yaong kayamanan.
Sa aking patalim at lakas na taglay,
Kakamkaming lahat ang ari-arian."
Ang isang hinga mo'y
Malakas na hanging nagpapadaluyong,
Para silang tingga
Na nagsisilubog kung takpan ng alon.




Ikaw, PANGINOON,
Sinong mga diyos ang iyong kamukha?
Sinong kamukha mo
Na ang kabanalan ay kahanga-hanga?
Sino ang tulad mo
Na kahanga-hanga't dakila ang gawa?
Nang ang iyong kamay
Ang kanang kamay mo, nang iyong itaas,
Sila sa daigdig, naglaho at sukat.

Tapat kang mangako,
Ang iyong tinubos iyong inaakay
Sa bayan mong banal.

Sila'y dadalhin mo sa pinili mong bundok.
Sa lugar na itinangi mo, para maging iyong lubos
At sa santwaryong natayo ayon sa iyong loob.
Ikaw, PANGINOON, maghahari magpakailanman.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 2: **Ang Panginoon ay aking lakas, at aawitan ko siya ng papuri sapagkat siya ang aking tagapagligtas.**

Antipona 3: **Purihin ang Panginoon, kayong lahat ng bansa.**

## Salmo 117

*(Pagpupuri sa mapagmahal na awa ng Diyos)*

Purihin ang PANGINOON!
Dapat na purihin ng lahat ng bansa,
Siya ay purihin
Ng lahat ng tao sa balat ng lupa.

Pagkat ang pag-ibig
Na ukol sa ati'y dakila at wagas,
At ang katapatan niya'y walang wakas.




*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 3: **Purihin ang Panginoon, kayong lahat ng bansa.**

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS

*(Pahayag 12:1)*

Kasunod nito'y lumitaw sa langit ang isang kagilagilalas na tanda: isang babaing nararamtan ng araw at nakatuntong sa buwan; ang ulo niya'y may koronang binubuo ng labindalawang bituin.

## TUGUNAN

**Aba, Maria, napupuno ka ng grasya; ang Panginoon ay sumasaiyo.**
— Aba, Maria, napupuno ka ng grasya; ang Panginoon ay sumasaiyo.

**Pinagpala ka sa babaing lahat, at pinagpala ang dinadala mo sa iyong sinapupunan.**
— Ang Panginoon ay sumasaiyo.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Aba, Maria, napupuno ka ng grasya; ang Panginoon ay sumasaiyo.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

Antipona: **Pinagpala ka ng Makapangyarihang Diyos, Birheng Maria, nang higit sa lahat ng babae sa sangkalupaan.**

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Dakilain natin ang ating Manunubos, na pumili sa Mahal na Birheng Maria upang maging kanyang ina. Hilingin natin:**

*Panginoon, ipanalangin nawa kami ng iyong ina.*

Manunubos ng sanlibutan, sa pamamagitan ng mapangligtas na kapangyarihan,
sa pasimula pa'y iniadya mo ang iyong ina sa lahat ng bahid ng sala,
— kami'y bantayan upang hindi kami magkasala.

lkaw ang aming Manunubos, na nagtalaga sa Kalinis-linisang Birheng Maria
bilang iyong walangbahid dungis na tahanan at ang pinanahanan ng Espiritung Banal,
— gawin mo kaming templo ng iyong Espiritu magpakailanman.

Walang hanggang Salita, tinuruan mo ang iyong inang piliin ang mas mainam,
— igawad na sa pagtulad sa kanya,
ang hanapin namin ay ang pagkaing nagdudulot ng buhay na walang hanggan.

Hari ng mga hari, iniakyat mo ang iyong ina, katawan at kaluluwa, sa kalangitan,
— tulungan kaming ituon ang aming mga isipan sa mga makalangit na bagay.




Panginoon ng langit at lupa, pinutungan mo ng korona si Maria
at iniluklok bilang reyna sa kanan mo,
— tulutan kaming maging marapat makibahagi sa kadakilaang ito.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Panginoon,**
**alisin ang mga kasalanan ng iyong sambayanan.**
**Tulungan nawa kami ng mga panalangin ni Maria,**
**na ina ng iyong Anak,**
**sapagkat sa aming sarili at kung di tutulungan**
**ay hindi kami makaaasang mabibigyan**
**ka ng kasiyahan.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diakono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
— At sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos**
**Ama, Anak at Espiritu Santo.**
— Amen.

*(Kung walang pari o diakono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon,**
**iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
— Amen.

# IKA-6 NA LINGGO SA KARANIWANG PANAHON II

## Panalangin sa Takipsilim (I)

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
— O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Sa pangalan ni Hesus, lahat maninikluhod;
Dila'y magpapahayag, siya ay ating Diyos.
At niloob ng Ama, sa simula't simula
Ang tawaging siyang "POON", Mapanlikhang Salita.

Sa kanyang katauhan, siya ay nagtagumpay;
Sa lahat ng nilikha, siya ang kaganapan,
Sa luklukan ng Diyos, ay kaluwalhatian
At sa piling ng Ama, likas ang kaganapan.

Sa ating mga puso, ay iluklok natin s'ya;
Sa atin ay manahan, ang kapangyarihan n'ya;
Siya'y magbabalik, na may dangal ng Ama;
Lagi s'yang pupurihin, sa kanya ay sasamba.

### MGA ANTIPONA AT SALMO

Antipona 1: **Ang salita mo, Panginoon, ay liwanag na tumatanglaw sa aming daraanan.**

## Salmo 119:105-112

*(Pagninilay sa batas ng Diyos*

Salita mo'y isang tanglaw na sa akin ay patnubay,
Liwanag na tumatanglaw sa landas kong daraanan.
Taimtim ang pangako kong ang utos mo ay susundin,
Tutupdin ko ang tuntuning iniaral mo sa akin.

Labis-labis, PANGINOON, ang hirap kong tinataglay,
Sang-ayon sa pangako mo, pasiglahin yaring buhay.
Ang handog kong pasalamat, PANGINOON, sana ay tanggapin,
Yaong mga tuntunin mo ay ituro mo sa akin.

Ako'y laging nakahandang magbuwis ng aking buhay,
Pagkat di ko malilimot yaong iyong kautusan.
Sa akin ay mayroong handang patibong ang masasama,
Ngunit ang 'yong kautusan ay hindi ko sinisira.

Ang bigay mong mga utos, ang pamanang walang hanggan,
Sa puso ko'y palagi nang ang dulot ay kagalakan.
Ang pasiya ko sa sarili, sundin ko ang kautusan,
Susundin ko ang utos mo habang ako'y nabubuhay.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 1: **Ang salita mo, Panginoon, ay liwanag na tumatanglaw sa aming daraanan.**

Antipona 2: **Kapag nakita ko na ang iyong mukha, Panginoon, mauunawaan ko ang ganap na kagalakan.**

## Salmo 16

*(Ang PANGINOON lamang ang aking tanging yaman)*

O Diyos, ako'y ingatan mo, ingatan ang iyong lingkod,
Ang hangad ko ay maligtas kaya sa 'yo dumudulog;
"Ikaw'y aking PANGINOON," ang wika ko sa aking Diyos,
"Kabutihang tinanggap ko, ay ikaw ang nagkaloob."

Mga lingkod ng PANGINOON ay dakila't mararangal!
Ligaya na ng sarili ang sila ay makapisan.
Silang bumaling sa ibang diyos, sulirani'y abut-abot,
Sa pagsambang gawi nila, ako ay hindi lalahok.

Ikaw lamang, O PANGINOON ko, ang lahat sa aking buhay,
Ako'y iyong tinutugon sa lahat kong kailangan;
Ang biyayang kaloob mo ay kahanga-hangang tunay,
Kay inam ng kaloob mong sa akin ay ibinigay!

Pinupuri ko ang PANGINOON na sa akin ay patnubay,
Kahit gabi diwa niya ang sa aki'y umaakay.
Nababatid ko na siya'y kasama ko oras-oras,
Sa piling n'ya kailanma'y hindi ako matitinag.

Kaya't ako'y nagdiriwang, ang diwa ko'y nagagalak,
Ang lagi kong nadarama'y hindi ako matitinag.
Pagkat di mo tutulutang ang mahal mo ay malagak,
Sa balon ng mga patay upang doon ay maagnas.

Ituturo mo ang landas na buhay ang hahantungan,
Sa piling mo'y madarama ang lubos na kagalakan;
Ang tulong mo'y nagdudulot ng ligayang walang hanggan.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 2: **Kapag nakita ko na ang iyong mukha, Panginoon, mauunawaan ko ang ganap na kagalakan.**

Antipona 3: **Ang lahat nawa ng nilalang na nasa langit at sa lupa ay manikluhod sa pangalan ni Hesus.**

**Awit: Filipos 2:6-11**
*(Si Kristo, ang banal na lingkod ng Diyos)*

Bagama't siya'y Diyos,
Hindi nagpilit na manatiling kapantay ng Diyos.

Bagkus hinubad niya ang lahat ng katangian ng pagka-Diyos,
Nagkatawang-tao at namuhay na isang alipin.

Nang maging tao, siya'y nagpakababa at naging masunurin
Hanggang kamatayan, oo, hanggang kamatayan sa krus.

Kaya naman, siya'y itinampok ng Diyos
At binigyan ng pangalang higit sa lahat ng pangalan.

Anupa't ang lahat ng nilalang na nasa langit,
Nasa lupa, at nasa ilalim ng lupa
Ay maninikluhod at sasamba sa kanya.
At ipapahayag ng lahat na si HESUKRISTO ANG PANGINOON,
Sa ikararangal ng Diyos Ama.

*(Papuri sa Ama at…)*

Antipona 3: **Ang lahat nawa ng nilalang na nasa langit at sa lupa ay manikluhod sa pangalan ni Hesus.**

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Colosas 1:2b-6a)*

Sumainyo nawa ang pagpapala at kapayapaan mula sa Diyos na ating Ama. Lagi kaming nagpapasalamat sa Diyos na Ama ng ating Panginoon Hesukristo, tuwing ipananalangin namin kayo. Sapagkat nabalitaan namin ang tungkol sa inyong pananampalataya kay Kristo Hesus at ang pag-ibig ninyo sa lahat ng hinirang ng Diyos, dahil sa pag-asang kakamtan ninyo ang mga inihanda para sa inyo roon sa langit. Nalaman ninyo ang tungkol sa inaasahan ninyong ito nang ang salita ng katotohanan, ang Mabuting Balita, ay ipangaral sa inyo. Ito'y lumalaganap sa buong sanlibutan at nagdadala ng pagpapala, tulad ng nangyari sa inyo mula nang marinig ninyo at maunawaan ang katotohanan tungkol sa kagandahang-loob ng Diyos.

## TUGUNAN

**Mula sa pagsikat hanggang sa paglubog ng araw,**
**ang ngalan ng Panginoon ay purihin.**
— Mula sa pagsikat hanggang sa paglubog ng araw,
ang ngalan ng Panginoon ay purihin.

**Ang kadakilaan niya'y umaabot sa kabila ng mga papawirin,**
— ang ngalan ng Panginoon ay purihin.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Mula sa pagsikat hanggang sa paglubog ng araw,
ang ngalan ng Panginoon ay purihin.

## PAPURING AWIT NI MARIA

Antipona: **Kung maghahandog ka sa Diyos, at maalala mo na may sama ng loob sa iyo ang kapatid mo, iwan mo muna ang iyong handog sa harap ng dambana at makipagkasundo ka sa kanya. Saka ka magbalik at maghandog sa Diyos.**

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.

Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Tinutulungan at ipinagtatanggol ng Diyos ang kanyang hinirang na bayan. Pasalamatan natin siya at ipagbunyi ang kanyang kabutihan:**

*Panginoon, nananalig kami sa iyo.*

Idinadalangin namin ang aming Papa, N. at ang aming Obispo, N.
— ingatan sila at gawing banal alang-alang sa kabutihan mo.

Madama nawa ng mga may karamdaman na kasama nila si Kristo sa pagpapakasakit,
— at maunawaan nilang magkakamit sila ng kagalakang di-malirip.

Ipagtanggol mo ang aming bansa sa lahat ng masama,
— upang kami'y umunlad at maging mapayapa.

Panginoon, inaalalayan mo ng iyong awa ang mga nasa banig ng kamatayan,
— ipagkaloob sa kanila ang pangakong kalangitan.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama naming makapangyarihan,**
**ipinangako mong ikaw'y mananatili**
**sa mga taong nagsigawa ng tama at mabuti.**
**Tulungan mong sa iyong piling ay mamuhay kami.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diakono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
— At sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos**
**Ama, Anak at Espiritu Santo.**
— Amen.

*(Kung walang pari o diakono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon,**
**iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
— Amen

## Panalangin sa Gabi

PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
— O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
— Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

AWIT

Pinupuri ka namin dahil sa 'yong kalinga,
Dakila naming Amang puspos ng pagpapala,
Kaloob sa ami'y pag-ibig na mahiwaga,
Na kahit na sa paghimlay ay nagtitiwala.

Sa pagsapit ng dilim, panatag na hihimlay
Upang panibaguhin ang lakas na 'yong bigay.
Ang hanapin nawang lagi'y ang ganap mong buhay,
Tiyak na makakamtan, biyayang kaligtasan.

Antipona 1: **Panginoon, kami'y kaawaan at dinggin ang aming dasal.**

### Salmo 4
*(Pasasalamat)*

Sagutin mo ako sa aking pagtawag,
PANGINOONG Diyos na aking kalasag;
Ikaw na humango sa dusa ko't hirap,
Ngayo'y pakinggan mo, sa aki'y mahabag.

Hanggang kailan pa kaya lilibakin
Niyong mga tao ang iyong alipin?
Hanggang kailan pa nila iibigin
Ang walang halaga't pagsisinungaling?

Dapat mapagkuro ninyo at malaman
Na mahal ng PANGINOON akong kanyang hirang,
Dinirinig niya sa pananawagan.

Nagagalit ka man, sala ay iwasan,
Sa loob ng silid ikaw ay magnilay;
Ihandog sa PANGINOON, yaong wastong alay,
Ang pagtitiwala sa kanya ibigay.

Ang marami niya'y yaong nagsasabi:
"Masaganang biyaya ay buhusan kami,
At pagkalooban ng habag mo, PANGINOON!"

O Diyos, ang ligayang bigay mo sa akin,
Higit na di hamak sa galak na angkin,
Nilang may maraming imbak na pagkain
At iniingatang alak na inumin.

Sa aking paghimlay, ako'y mapayapa,
Pagkat ikaw, PANGINOON, ang nangangalaga.

*(Papuri sa Ama at...)*

Antipona 1: **Panginoon, kami'y kaawaan at dinggin ang aming dasal.**

Antipona 2: **Sa katahimikan ng gabi, awitan ang Diyos ng papuri.**

## Salmo 134

*(Panalangin sa Takipsilim sa Templo)*

Lumapit sa PANGINOON, at kayo'y magpuri,
Kayong naglilingkod sa templo, kung gabi.
Sa loob ng templo siya'y papurihan
Kayo'y dumalangin na taas ang kamay.

Nawa'y pagpalain kayo ng Lumikha,
Ng Diyos na lumikha ng langit at lupa;
Magmula sa Sion, tanggapin ang pala.

*(Papuri sa Ama at...)*

Antipona 2: **Sa katahimikan ng gabi, awitan ang Diyos ng papuri.**

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS

*(Deuteronomio 6:4-7)*

Dinggin ninyo mga Israelita: Ang PANGINOON lamang ang Diyos. Ibigin ninyo siya nang buong puso, kaluluwa at lakas. Ang mga utos niya ang itanim ninyo sa inyong isip. Ituro ninyo ito sa inyong mga anak; sa loob at sa labas ng inyong tahanan, sa oras ng paggawa at pamamahinga, sa lahat ng lugar at sa lahat ng panahon.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo,**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

Antipona: **Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).**

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon,**
**samahan kami ngayong gabing magdamag.**
**Sa pagdating ng araw,**
**makabangon nawa kami sa pagkahimlay,**
**upang magalak sa pagkabuhay ng iyong Kristo,**
**na nabubuhay at naghahari magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos**
**ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay. Amen.